

# Filipino ng Kilusang Pambansa-Demokratiko (KPD) Pilosopiya at Pulitika sa Pambansang Wika

**Monico M. Atienza**

Tinatalakay sa artikulo ang mga sumusunod: 1) ang kilusang pambansa-demokratiko sa Pilipinas bilang matagal nang pagkilos sa ideolohiya, pulitika at organisasyon sa lipunang Pilipino;2) ang pulitika at pilosopiya ng kilusan kaugnay ng wika at pambansang wikang itinataguyod at ipinakikipaglaban nito sa nakalipas na halos tatlong dekada; 3) ang mga katangian ng Pilipino/Filipino ng nasabing kilusan, laluna sa usapin ng pilosopiya at pulitika nito kaugnay ng pagsasalin, ispeling, bokabularyo at ilang puntong gramatika; at 4) ang pangkalahatang praktika nito sa wikang pambansa bilang diskurso at praktika ng rebolusyunaryong pakikibaka nito sa malapyudal at malakolonyal na kaayusan ng lipunang Pilipino.

Bukod sa mga paglilinaw sa mga terminong ideolohiya, pulitika at prinsipyong pang-organisasyon na mga taal na kakawing ng kilusan (KPD), binigyan ng detalyadong pansin ang dalawang batayang babasahin tungkol sa wika na ginagamit ng kilusan sa pagpapalaganap at pagpapaunlad ng wikang pambansang Pilipino/Filipino. Ang mga ito'y ang "Gabay sa Pagsasalin" at "Gabay Tungkol sa Ispeling, Bokabularyo at Balarilang Pilipino." Dito nga sa mga ito makikita ang mga panuntunan sa pangkalahatang pagpapalaganap at pagpapa-unlad ng wikang pambansa na mahigpit na kakawing ng demokratikong rebolusyong bayang isinapraktika ng KPD.

*Pambansa*, *pangmasa* at *siyentipiko* ang Pilipinong itinataguyod at ipinakikipaglaban ng KPD. Ayon na rin sa mga batayang dokumento nito sa wika at pambansang wika, kung wala ng ganitong mga katangian ang wika ng rebolusyon, mananatiling kapos at bansot ang pagkaunawa, kung gayon ang pagbabago, sa mga kondisyon ng pagsasamantala at pang-aapi sa mamamayang Pilipino.



## PANIMULA AT KONTEKSTO

May apat na bahagi ang maikling papel na ito. Una, ang pagbibigay ng depinisyon ng mga terminong mahalaga sa pag-unawa ng Kilusang Pambansa-Demokratiko (KPD). Ang ikalawa ay ang paglalahad ng tatlong mahalagang katangian ng Filipino o wikang pambansang tinutukoy o pinaninindigan ng kilusang binabanggit. Ang ikatlo ay ang tungkol sa pagsasalin, ispeling, bokabularyo at balarilang Pilipino na isinasaalang-alang at ginagamit ng kilusan sa iba't ibang antas at aktibidad nito. Ang ikapat ay paglalagom at konklusyong mahahalaw at/o mahihinuha sa naunang tatlong bahagi.

Ngunit bago ang paglalahad ng mga bahagi ng papel, dapat tanawin muna ang isang konteksto ng wika sa bansa, ang sumusunod: " Lantad ang katotohanang magkakaiba ang mga wika sa Pilipinas liban pa sa katotohanang marami ang mga wikang ito, huwag nang ibilang pa ang mga wikain sa iba't ibanag panig ng kapuluan...anumang pagwawari at pagsuri sa sitwasyong pangwika sa bansa, lalo kung magmumula sa punto-de-bistang sosyolinggwistika at pulitika ng wika, ay dapat kumilala sa nasabing katotohanan."[1] Kaugnay pa nito:

> Pinatutunayan na ng kolonyal at imperyalistang pagsakop sa Pilipinas ng mga Pilipino ay isang paniyak sa pagtatayo, pagpapanatili at pagpapatagal ng dayuhang paghahari sa iba't ibang larangan: ideyolohiya, pulitika, ekonomiya, kultura. Epektibong ginamit ng mga Kastila ang ganitong sitwasyong linggwistika kaugnay man o hindi ng kasabay nitong mga etnikong pagkakaiba at dami sa hanay ng mga katutubo. Gamit ding ganito ang naging salalayan ng epektibong pag-ugat ng mga Amerikano sa nakararaming sulok ng Pilipinas, laluna ng kanilang ideolohiyang lumang liberalismo at

> demokrasyang kalakip at/o hatid ng pangingibabaw ng monopolyong kapital, di lamang sa bansa natin kundi sa nakalalaking bahagi ng daigdig—nuon pa man. Sa ikalawa rin mauugat kung gayon at masusing matatanaw ang pangingibabaw ng Ingles kahulip ng kulturang mapanghawak (oo, mas madalas kaysa hindi) sa mga pangunahing institusyon ng estado-gobyerno sa ating malakolonyal at malapyudal na lipunan o ang lipunang mababansot/binabansot sa larangang pulitikal at sosyo-ekonomiko ng monopolyong kapital, sa kabila ng patuloy na paglaganap at pag-unlad ng pambansang *lengua franca,* ang Filipino, sa mas malaking bahagi ng lipunang sibil.[2]

## ILANG DEPINISYON AT PAGLILINAW

*Kilusang Pambansa-Demokratiko* (KPD) ang terminong tumutukoy sa mga rebolusyonaryong puwersa—mga uri, sektor, grupo at mga indibidwal—na nasa pamumuno ng Partido Komunista ng Pilipinas na muling itinatag noong 26 Disyembre 1968 at mas kilala sa tawag na CPP-MLKMZ (Communist Party of the Philippines-Marxista-Leninista-Kaisipang Mao Zedong). Mahigpit na kaugnay ng mga puwersang ito ang epektibong pangunguna ng CPP-MLKMZ sa Bagong Hukbong Bayan, mas kilala sa taguring New People's Army o NPA, at itinatag ng Unang Plenum ng Komite Sentral ng CPP noong 29 Martso 1969 at ng Pambansang Nagkakaisang Prente, higit na nakilala sa katawagang National Democratic Front o NDF, at itinatag noong 24 Abril 1973. Sa isang mas maluwag na pagtingin, ang sabay-sabay at koordinadong pagkilos ng mga organisasyon at katipunang kababanggit ang nakapagpatuloy ng KPD sa Pilipinas, rebolusyonaryo ngang kilusang anti-imperyalista, antipyudal at anti-burukratang kapitalismo, na maitatangi sa nakalipas na halos tatlong dekada sa kasaysayan ng bayan. Panimulang mga punla ng ganitong patuloy na kilusan ang mga sumusunod: 1) Student Cultural Association of the University of the Philippines (SCAUP) noong 1959; 2) Lapiang Manggagawa (LM) noong 1963; 3) Kabataang Makabayan (KM) noong 30 Nobyembre 1964; 4) Samahang Demokratiko ng Kabataan (SDK), Malayang Kilusan ng Bagong Kababaihan (MAKIBAKA), Socialist Party

of the Philippines (SPP) at Movement for the Advancement of Nationalism (MAN) noong 1967.[3]

Sa kasalukuyan, masasabi ring kaugnay at/o kakapit-bisig ng nasa taliba ng KPD ang mga militante at *cause-oriented* na mga uri, sektor, grupo at kalipunan ng mga indibidwal gaya ng mga sumusunod: 1) Kilusang Mayo Uno (KMU), sa larangan ng mga manggagawa at ng "tunay, palaban at makabayang unyonismo"; 2)Kilusang Magbubukid ng Pilipinas (KMP), sa larangan ng mga magsasaka at manggagawang bukid na nagtataguyod ng tunay at makabuluhang repormang agraryo; 3)League of Filipino Students (LFS), sa larangan ng mga estudyanteng kumikilos para sa malawak at radikal na pagbabagong panlipunan; 4)Bagong Alyansang Makabayan (BAYAN), pangunahing alyansa ng iba't ibang uri at sektor sa lipunang Pilipino na aktibong nagtataguyod ng pakikibaka para sa pambansang kalayaan at kasarinlan at tunay na demokrasya; 5)Congress of Teachers and Educators for Nationalism and Democracy (CONTEND), sa larangan ng mga guro at edukador na nagtataguyod ng pambansa at demokratikong adhikain ng sambayanan; 6) Alliance of Concerned Teachers (ACT), kalipunan din ng mga guro, laluna ng mga nagtatrabaho sa mga paaralang publiko sa primarya at sekundaryong antas na nakikipaglaban para sa interes sa ekonomiya at pulitika ng kanilang sektor; 6) General Assembly Binding Women for Reform, Integrity, Equality, Leadership and Action (GABRIELA), sa larangan ng mga kababaihang nakikibaka para sa pambansa at demokratikong interes na patuloy na niyuyurakan ng malakolonyal at malapiyudal na kaayusan sa lipunang Pilipino; 7) Samahan ng mga Ex-Detainees Laban sa Detensyon at para sa Amnestiya (SELDA); at KARAPATAN, mga aktibong grupo ng mga dating detenidong pulitikal, biktima ng panyuyurak sa karapatang pantao at sibil, at mga pamilya ng mga naging detenido at biktima na patuloy na nakikipaglaban sa alinmang tipo ng paglabag sa demokratikong mga karapatan ng mamamayan; at ang 9) COURAGE, samahan ng mga karaniwang empleyado sa

gobyerno at serbisyong publiko na nakikiisa sa pambansa at demokratikong pakikibaka ng nakalalaking bilang ng mamamayang Pilipino.

Alam ng sinumang may bahagyang pagmamasid sa kapaligiran na sa ngayon ay aktibong-aktibo ang KPD, sa pangunguna ng NDF *negotiating panel* na nakabase sa Utrecht, The Netherlands, at pakikipagkoordina nito sa Melito Glor Command ng NPA sa Timog Katagalugan, sa negosasyon kaugnay ng pagpapalaya sa dalawang nabihag sa reyd sa Rodriguez (Montalban), Rizal na isinagawa ng NPA halos isang buwan na ang nakaraan. Kaugnay ng nasabing negosasyon, aktibong-aktibo rin ang mga kinatawan ng panel ng GRP (Government of the Republic of the Philippines) gaya nina Solicitor General Silvestre Bello at Congressman Jose Yap ng Tarlac, sa pakikipagkasundo sa NDF panel tungkol sa usapin ng pagpapalaya sa dalawang bihag na sina Major Rene Francisco ng Rodriquez Police Force at Master Sergeant Joaquin Melad ng Philippine Army. (Pinalaya na ng nasabing kumand ng NPA ang dalawang bihag ng digmaan sina Medyor Francisco at Sarhento Melad noong hapon ng 5 Disyembre 1997.)[4]

*Ideyolohiya* ang terminong tumutukoy sa abanteng kaisipan at kamalayang gumagabay at nagpapakilos sa sulong na destakamento ng uring manggagawa—ang proletaryong partido nito— para wasakin ang pagsasamantala at pang-aapi at lahat ng tipo ng reaksyon sa lipunang may-uri at kapitalista o alinmang lipunang binabansot ng kapitalismo, laluna sa anyong monopolyo nito. Sa kongkretong kalagayan ng rebolusyonaryong pakikibaka sa Pilipinas, ang ideyolohiya ng uring manggagawa ang siyang kumakatawan sa mga pinakaabanteng puwersa ng produksyon sa kasaysayan ng tao at daigdig ang nagpapakilos at gumagabay sa CPP-MLKMZ at lahat ng pinamumunuan nitong mga organisasyon at indibidwal. Kapansin-pansin ito sa kaisipan at kamalayan, pilosopiya at/o pananaw sa lipunan at mundo, partikular sa pagtataguyod sa uring manggagawa bilang namumunong puwersa ng demokratikong rebolusyong bayan sa

Pilipinas, sa pamumunong nakasalalay naman sa malawak na masang magsasaka at manggagawang bukid, at masugid na kaugnay ng nagkakaisang prente ng iba pang mga puwersa, uri, sektor, grupo at mga indibidwal na anti-imperyalista, progresibo at demokratiko; kamalayan at kaisipan ngang isinusulong ang pambansang kalayaan at kasarinlan at ang rebolusyong agraryo. Sabihin pa, malay na itinataguyod ng KPD ang demokratikong rebolusyong bayang may perspektibang sosyalista at naglalayong magtatag sa isang antas ng estadong proletaryong kaipala'y magbubunsod ng sosyalistang rebolusyon.[5]

*Pulitika* ang terminong tumutukoy sa lahat ng anyo ng pagkilos ng KPD na may tuwiran o masustansyang layon nitong umagaw at magpanatili ng kapangyarihang kumontrol at mamahala sa gobyerno, mula mababa hanggang mataas na antas. Pangunahin dito ang armadong pakikibaka ng NPA at mga alyadong puwersa para umagaw at magpanatili ng kapangyarihan. Mahigpit na kaugnay ng ganito ang pagtatag ng mga organisasyong masa at rebolusyonaryong gobyerno sa kanayunan. Ang mga pangmasang pagkilos ng mga organisasyong lantad at ligal sa mga lungsod, poblasyon, munisipalidad at kanayunan, gaya ng mga demonstrasyon, rali, welga, piket, martsang bayan at iba pang publikong pagtitipon protesta at pagpapahayag ay kabilang din sa gawaing pulitikal ng KPD. Sa pangkalahatan at pangmatagalan, pangunahing linya at istratehiya sa pulitika ng KPD ang "pagsalikop/ pagpaligid sa mga lungsod mula sa kanayunan" sa paraan ng "matagalang digmaang bayan." Maidaragdag pang nagaganap, bagamat pauntul-untol, na pakikipag-usap pang kapayapaan ng NDF sa mga kinatawan ng gubyernong Ramos sa Utrecht, The Netherlands bilang isang mahalagang hakbangin ng KPD sa Pilipinas—tungo nga sa pagsusulong ng rebolusyong pambansa-demokratiko.[6]

Sa pamumuno sa ideyolohiya at pulitika ng CPP-MLKMZ sa KPD kung saan sinabi nang mahigpit nitong kakawing ang NPA at NDF, prinsipyong pang-organisasyon at metodo ng pagdedesisyon at

pamumuno niyon ang *demokratikong sentralismo*. Sa prinsipyong ito sinusunod ang demokratikong proseso sa lahat ng antas, mula mababa tungong mataas, sa lahat ng pag-uusap at pagpapasya; ngunit sa sandaling napagpasyahan na, ipinatutupad nang walang pagbali ang napagpasyahan, mula itaas hanggang ibaba . Sinasabing isa itong tipo ng demokrasya na may sentral na patnubay, desisyon ng mayorya na may sentralisadong patnubay sa itaas. Pati ang mga desisyon, patakaran at iba pang kapasiyahan tungkol sa wika at paggamit nito, kasama na ang pagsasalin, ispeling, bokabularyo at balarila/gramatika, ay napapaloob sa proseso ng demokratikong sentralismo.[7]

## Filipino ng KPD at mahalagang mga katangian nito

Sa KPD, ang pambansang wika ay *Pilipino*. Ito ay nakabatay sa *Tagalog* at umunlad na sa buong kapuluan at napayaman na ito ng iba't ibang salita at termino mula sa iba'it ibang wika sa Pilipinas, kasama na ang mga dayuhang wika, pangunahin na ang Kastila at Ingles. Gayunman, di na tinatalo pa ng kilusan ang katawagang Filipino sa wikang pambansa ng Pilipinas sa ilalim ng Konstitusyong 1987. Malaki man ang impluwensya rito ng Pilipinong ginagamit sa Kamaynilaan at malawak namang napaaabot ng radyo, telebisyon, pelikula o maging ng ilang dyaryo at magasing popular, masasabing may umuunlad na itong mga barayti sa iba't ibang rehiyon sa bansa kung saan nga ang mga salita at terminong gamitin ng nakararaming mamamayan sa liblib, munisipalidad, poblasyon at lungsod ay nakikipaglakipan sa pambansang wikang Pilipino/Filipino. (Kapansin-pansin sa lahat ng mga upisyal na publikasyon ng kilusan, tago man o lantad at laluna sa panitikan at kultura, ang mga glosari ng mga salita at terminong taal at/o nagmula sa rehiyon, probinsya, munisipalidad, lunsod at liblib na kinikilusan ng KPD. Karaniwan nang makikita ang ganitong listahan ng mga salita at termino at kahulugan ng mga ito sa mga huling pahina ng mga publikasyong tinukoy.)

Sa antas na diskurso o praktikang panlipunan, ang wika , sa pakahulugan[8] ni Norman Fairclough sa kanyang Language and Power,

maituturing din diskurso Pilipino/Filipino ng KPD dahil may tiyak na mga salita at termino ang wikang ito na tumutukoy sa mga gawain sa ideyolohiya, pulitika at organisasyon ng kilusan; may tiyak din itong mga termino, para sa mga kaibigan at kaaway, sa loob man o sa labas ng kilusan; at ang mga salita at terminong tumutukoy sa ekonomiya, lipunan at kultura ay kapansin-pansin di lumilihis sa naitakda/nakatakda, maging ang gamit ng mga ito'y sa nakatataas na organyo o nakababang antas ng kilusan. Kagyat ngang masasabi na kakikitaan ang KPD ng isang tatak o senyas sa wika , sa Pilipino/Filipinong ginagamit at isinasapraktika nito. (Sa mga partikular na halimbawa ng mga salita at termino kaugnay ng pagpansin sa ispeling, bokabularyo, pagsasalin at balarila/gramatika, na makikita sa ibang seksyon ng papel, mas magiging kongkreto ang nasabing mga tatak o senyas ng wika ng KPD.)

Mula sa "Hinggil sa Wika" ng kilusan, hinahango natin ang sumusunod:

> Sapagkat ang anumang kilusan sa wika sa ating bansa ay nararapat lamang magtaglay ng pagtanaw sa hinaharap ng sambayanang Pilipino, ang kilusang ito'y di maiiwasang maging bahagi lamang ng higit na masaklaw at pangkalahatang kilusan ng sambayanang Pilipino sa pagpapalaya.
>
> Kasalukuyang nagbabangon ang mga inaapi't pinagsasamantalahang mamamayan; tayo'y mulat sa katiwalian at kabulukan ng ating kapaligiran; tayo ngayo'y kumikilos upang isakatuparan ang mga dakilang mithiin ng ating sambayanan.
>
> Ang sarili nating mga pangangailangan ang magpapasiya at magtatadhana kung saan at papaano susulong ang wikang magbubunsod sa ating kilusan sa isang bagong kasukdulan.
>
> Hinggil dito, ilang punto hinggil sa wika ang ating dapat tandaan. Kung ito'y ating gagamitin bilang sandata sa demokratikong rebolusyon ng sambayanang Pilipino, ito ay nararapat lamang maging pambansa, syentipiko at pangmasa.

Ito'y pambansa sapagkat isa itong wikang katutubo at sa gayo'y nagtataglay ng mga katangiang likas sa ating bansa, ibig sabihi'y isa itong kasangkapan sa paglalahad ng ating pambansang kamalayan. Sa paggamit nito'y atin na ring iginigiit ang soberanya ng ating bansa, gayundin ang kasarinlan nito. Sa kasalukuyang sistema, ginagamit ang wikang dayuhan ng imperyalismong Amerikano (imperyalismong US na ang tawag ngayon) at mga katutubong alipuris nito upang pagsilbihan ang sarili nilang interes. Ang paggamit nito'y nangangahulugang hindi naaabot ng higit na nakararami sa ating mamamayan ang mga katotohanan tungkol sa kanilang paligid sapagkat ito'y itinatago sa pamamagitan ng wikang hindi nila nauunawaan. Upang salungatin ito at mapawalang bisa, isang katutubong wika na nauunawaan ng sambayanan ang nararapat gamitin sa paglilinaw ng mga bagay-bagay at sa pagpapaabot sa mga mamamayan ng lahat ng bagay tungkol sa umiiral na sistema. Ang wikang Pilipino ay isang panlaban sa mga hibo ng imperyalismo, isang paraan ng pagpigil sa pagsasamantala ng isang bansa sa isa pang bansa.

Ito'y siyentipiko sapagkat ito ay batay sa obhetibong katotohanan. Isinasaad din nito ang obhetibong kalagayan, di tulad ng wikang ginagamit ng mga burgis (burges na ngayon) at mga nagsasanggalang sa umiiral na kalagayan na binabaluktot ang wika upang itago sa nakararami ang mga katunayan. Ang pag-unawa sa lipunan at sa kalikasan ay nakasalalay sa isang banda, sa kahusayan ng pagsasaad nito sa pamamagitan ng wika, o sa ibang salita, kung paano ito nailalahad ng tao. Sa kasalukuyan, nakakagawian pa rin ng marami na gumamit ng kung anu't anong salita na hindi naman tiyak ang kahulugan, mga salitang pinalalaganap ng mga sugo ng naghaharing uri. Halimbawa, ang ating bansa ay nakagawian nang tawaging "di-maunlad na bansa"(*underdeveloped country*); hindi ito tiyak sapagkat itinatago nito ang katotohanan ng umiiral na kalagayan, kaya't para sa atin, ang ating bansa ay "bansang pinagsasamantalahan at inaapi" (*oppressed and exploited country*). Ang mga huling salita ay higit na lumilinaw sa tunay

na kalikasan ng ating bansa. Napapanahon na upang ating iwaksi ang lahat ng sagabal sa ating obhetibo't siyentipikong pagtingin sa mga bagay-bagay. Napapanahon na upang iwaksi ang lahat ng kaisipang piyudal at pamahiin. Ang wika'y dapat maging panlaban sa mga ito, isang paraan ng pagpuksa sa anumang naglilihim sa katotohanan.

Ito'y pangmasa sapagkat ito'y wika ng malawak na masa ng sambayanan at naglilingkod sa kanila. Itinuro sa atin ng Tagapangulong Mao:

> ...lahat ng wastong pamumuno ay kinakailangang "mula sa masa, tungo sa masa." Ito'y nangangahulugang kunin ang mga kaisipan ng masa (mga kalat-kalat at di-sistematikong kaisipan) at tipunin ang mga ito (sa pamamagitan ng pag-aaral ay gawing buo at sistematikong kaisipan, pagkatapos ay magtungo sa masa at palaganapin at ipaliwanag ang mga kaisipang ito hanggang sa ang mga ito ay angkinin nila, mahigpit na hawakan at isalin sa kilos at subukin ang kawastuan ng mga kaisipan sa pamamagitan ng gayong kilos. Pagkatapos, muling tipunin ang mga kaisipan mula sa masa at muling magtungo sa masa upang ang mga kaisipan ay maigiit at mapairal. At ito ay patuloy, paulit-ulit sa walang katapusang pag-ikid, habang ang mga kaisipan ay lalong nagiging wasto, higit na may buhay at mayaman sa bawat pag-ikid.

Ito ang dapat maging patakaran sa wika. Ang wika, kung ito ay papaglingkurin sa malawak na masa ng sambayanan, ay nararapat maging wikang nauunawaan at inaangkin nila bilang sarili nilang wika. Ang wikang ito ay wikang laban sa wikang ginagamit ng mga reaksyonaryong uri; ang wikang ito ay tunay na nagsasaad ng mga adhikain at mithiin ng malawak na masa ng sambayanang Pilipino.

Sa kasalukuya'y unti-unting nagiging realidad ang mga pamantayang ito hinggil sa wika. Habang sumusulong ang pambansang demokratikong kilusan, ang wika ay patuloy na umuunlad at lumalapit sa pagiging ganap na pambansa, siyentipiko at pangmasa. Ang pagsapit ng tagumpay ng demokratikong rebolusyon ng bayan ay pagsapit na rin

ng wikang pambansa sa tunay na kahahantungan nito, ang panahon nang ang sambayanang Pilipino ay nagkakaisa at nagsasarili na, ang imperyalismo, piyudalismo at burukratang kapitalismo ay napawi na, at lahat ng mamamayan ay nagpupunyagi sa pagtatayo ng lipunang sosyalista.[9]

Mahaba ang pagsipi sa "Hinggil sa Wika." Angkop lamang ang ganito, para makita nang ganap ang pilosopiya at/o pananaw sa wikang pambansa, sa Pilipino/Filipino, ng kilusang ating pinag-aaralan. Mas mainam ngang sa bibig o teksto ng KPD mahango ng sinumang tagapakinig o mambabasa ang pilosopiya at pulitika sa wika ng kilusang tinutukoy. Hanggat maaari, "pagsasalitain"/"pagtatalakayin" sa "salita / wikang sarili" ang KPD sa papel na ito.

Kaugnay pa rin ng Pilipino/Filipino na pinauunlad at pinayayaman sa proseso ng pagtataguyod ng demokratikong rebolusyong bayan, ganito ang sinabi ni Kris Montanez, (isang masugid na tagapagtaguyod at aktibong alagad ng kultura at sining ng KPD) "ang karamihan sa mga dokumento, babasahing teoretikal, likhang pampanitikan at pansining ng kilusan ay nakasulat sa pambansang wika. Ang mga ito'y nakararating sa iba't ibang pook at sulok ng kapuluang kinikilusan ng mga kadre, kasapi at aktibistang simpatisador ng kilusan; marami at magkakaiba ang mga wika at wikain sa mga pook at sulok na ito. Madalas nang nangyayari ang pagsasalin at sa prosesong ito'y nagiging ganap ang inter-aksyon ng pambansa at mga lokal na wika at wikain, dyalektikong paglalapat-pagtatagisan ng dalawang tipo ng wika, na di maiiwasang magbunga ng pag-unlad at pagyaman ng dalawa di lamang sa lebel ng mga salita at termino kundi sa mismong pagkokonsepto at pagbuo rin ng mga bagong salita at termino. Gayunman, malinaw na ang pambansang wika ang nakahihigit sa pagpapasok, minsan nga'y paggigiit, ng mga salita at terminong ideolohikal, pulitikal at organisasyonal sa mga wikang lokal."[10]

## Mga Panuntunan at Paliwanag Hinggil sa Pagsasalin, Ispeling, Bokabularyo at Balarila/Gramatikang Pilipino/Filipino

Noong 1981, naglabas ng dalawang dokumento ang Kawanihan sa Pagsasalin (Kawsa) na nasa ilalim ng Departamento sa Edukasyon ng Pangkalahatang Kalihiman ng CPP-MIKMZ. Ito ay ang "Gabay sa Pagsasalin" at "Ilang Punto Tungkol sa Ispeling, Bokabularyo at Balarilang Pilipino." Ang huli ay nirebisa at muling inilabas nitong 1996; tinawag na itong "Gabay Tungkol sa Ispeling, Bokabularyo at Balarilang Pilipino." Manipis na polyeto ang una, may 17 pahina na 6 na pulgada ang lapad at 8 pulgada ang haba, ayon sa deskrtipsyong pisikal dito ni Rizalina Valencia sa isang papel na binasa niya sa isang kolokyum ng Departamento ng Filipino at Panitikan ng Pilipinas, Kolehiyo ng Arte at Literatura sa U.P. sa Diliman (Apendiks IX, Atienza: ibid.); may 54 na pahina naman at kaparehong sukat ang ikalawa.[11]

Ayon pa kay Valencia, may dalawang pangunahing pananaw sa pagsasalin ang kilusan: una ay ang pagsasaling pagkadikit-dikit sa orihinal at naglalayong maging napakatapat sa orihinal at sa estilo ng may-akda; at ikalawa'y ang pagsasaling malaya at idyomatiko, kung saan ang diwa, hindi ang titik, ng akda ang isinasalin. Sa mga syentipikong akdang madalas ay tungkol sa mga batas ng lipunan na sinulat ng mga kilalang komunistang gaya nina Marx, Engels, Lenin, Stalin at Mao, ang unang pananaw/pamamaraan ang ginagamit; at sa mga akdang pampanitikan at pansining naman, ang ikalawa ang sinusunod.

Gayunman, nakikita ang dalawang panganib sa pagdidiin lamang sa bawat isa. Sa una ay maaaring maging literal at mawala na ang halaga ng mga katangian at alituntunin sa gramatika ng wikang pinagsasalinan, at sa ikalawa ay maaari namang maging sobrang maluwag at malaya na ang nagsasalin at mawalan na ang halaga ng awtor ng orihinal at mabale-wala rin ang mga katangian at panuntunan ng wikang isinasalin. Sa kabuuan, ayon pa kay Valencia, dapat

mabalanse ang dalawa: maging matapat sa pagsasalin ngunit gawing idyomatiko, makinis at madulas ang anumang isinalin; ang ganito ay kapwa may pagpapahalaga sa pinagmumulan at tinutungong mga wika ng salin, sa estilo ng awtor at sa estilo ng nagsasalin.

Ganito sa konkreto ang sinusunod na proseso ng pagsasaling sinusunod ng Kawsa. "Paano isinasagawa ang aktwal na pagsasalin ng isang akda? Ang unang borador ay inihahanda ng isang kasama at sinusuri ng iba pa. Pagkatapos ay magtatakda ng isang pulong kung saan binabasa nang malakas ang salin habang sumusubaybay sa tekstong Ingles ang iba pa. Sa pulong na ito ay pinagkakaisahan ang katapatan at kakinisan ng orihinal. Ang resulta nito ay isa pang borador na posibleng pagpulungan muli hanggang sa masiyahan ang lahat. Ang dami ng mga borador ay depende sa uri ng tekstong isinasalin—kung ito ba ay simpleng tulad ng abiso, sulat at balita o kung ito'y mas mahaba at nangangailangan ng higit na pag-unawa. Ang pinakahuling borador ay isasabmit sa nakatataas na organo ng Partido upang suriin at sang-ayunan."[12]

Sa "Gabay..." na ito, nakasaad ang mga sumusunod na tagubilin o pamamaraang dapat sundin at isaalang-alang ng mga tagasalin ng KPD. Pansinin:

> 1) Ang tagasalin ay dapat maging matatas sa mahigit sa isang wikang Pilipino. Higit na mainam kung siya ay likas na mahilig sa wika o kultura.
>
> 2) Ang tagasalin ay dapat may sapat na pagkaunawa sa akdang isinasalin. Halimbawa, balewala ang kahit gaano kalawak na kaalaman sa linggwistika kung ang magsasalin ng manwal sa pagsasanay militar ay hindi nakakaalam ng kaibhan ng pistol sa rebolber.
>
> 3) Ang tagasalin ay dapat ding may sapat na pagkaunawa sa pangkalahatang linya ng kilusan at iba't ibang aspeto ng gawaing rebolusyonaryo, at may sapat na pamilyaridad sa mga saligang prinsipyo ng Marxismo-Leninismo.

4) Dapat munang basahin, suriin at pag-aralan ang orihinal bago aktwal na isalin ang akda. Makatutulong ang anumang dagdag na pagbasa tungkol sa buhay at kapanahunan ng may-akda.

5) Maging konsistent sa mga katumbas ng mga terminong madalas ginagamit ng kilusan. Kapag nailabas na ang sariling leksikon o bokabularyong istandard ng Kawsa ay maaari na itong tunghayan. Sa ngayon, dapat tandaan ang sumusunod: ang national-democratic ay isaling pambansa-demokratiko, ang historical materialism ay materyalismong istoriko, ang *intervene* ay manghimasok at ang *interfere* ay makialam; ang *to struggle* ay makibaka, *to combat* ay bakahin, *to resist* ay labanan, at ang *to protest* ay magprotesta.

6) Laging magkonsulta sa mahuhusay na diksyunaryo. Para sa Pilipino, pinakakumpleto ang diksyunaryo-tesauro ni Panganiban at ang disyunaryong Ingles-Pilipino ni Padre English. Para sa Ingles, pinakamahusay ang Webster at Oxford.

7) Mahusay na paraan ang pagbasa nang malakas para matukoy ang mga parteng asiwa o di-malinaw ang pagkakasalin.

8) Ihambing ang haba ng salin sa orihinal. Ang mas mahabang salin ay malamang na indikasyon ng palpak na pagkakasalin. Puwedeng ituring na pamantayan ang proporsyon na sinusunod sa pagsasalin ng pahayagang Ang Bayan: 73 linyang makinilyado ng tekstong Pilipino para sa bawat 70 linya ng tekstong Ingles. Hindi dapat umabot ng limang porsyento ang inihaba ng Pilipino sa Ingles.

9) Subukang ipabasa ang borador sa ilang tipikong babasa ng akdang isasalin. Huwag pipiliin yaong pamilyar na sa tekstong Ingles.

10) Bagamat karamihan sa mga isinasalin ngayon ay mga dokumento't akdang pampulitika, hikayatin ang mga kasamang magsalin ng akdang pampanitikan. Maaaring magsilbing tulong ang mga ilalabas na gabay sa pagsasalin ng maikling kuwento, awit at tula sa hinaharap.[13]

Kaugnay ng leksikon, termino itong tumutukoy sa lahat ng mga salita/terminong natipon at nailista ng Kawsa. May una na itong

kalipunang lumabas noong 1981, binubuo ng mahigit sa 3,000 salita/termino mula "a" hanggang "z." Sa listahan, bawat salita/termino ay may isa hanggang 20 naitalang prase/parirala kung saan ginamit ang mga ito (mga prase/pariralang mula sa naisalin nang mga artikulo, kung saan isinusulat ang prase/pariralang Ingles at katumbas nitong prase/pariralang Pilipino). Nadagdagan na ang "leksikong 1981" ng mga salita/terminong hango naman sa mga bago at binagong pagsasalin, may listahan na ang mga ito na inumpisahan noong nakaraang taon; gaya rin ng unang lista ang tumbasan ng mga prase/parirala at mga salita/termino. Naaayon din ang leksikong ito sa mga rebolusyonaryong adhikain at gawain ng kilusan sa ideyolohiya, pulitika at organisasyon.[14]

Dapat din sabihin sa puntong ito, halos sintanda ng CPP-MLKMZ ang patakarang palaganapin at paunlarin ang Pilipino bilang upisyal na wika ng rebolusyonaryong organisasyon at siya ring wikang bubuklod sa buong sambayanan para sa pagpapalaya ng baya't lipunan. Isa nga sa unang ginawa ay ang pagbubuo ng Kawsa pagkatapos maitatag ang Partido. Sabihin mang sa pagpasok lamang ng dekada sitenta ang tiyak nitong pagiging aktibo at sistematiko sa mga gawain sa wika, pangunahin na ang pagsasalin. Samakatwid, 27 taon nang nagpapalaganap at nagpapaunlad ng Pilipino bilang upisyal na wika nito ang kilusan at bilang pambansang wika ng sambayanan.[15]

Maidaragdag pa ang mga pangunahing obra ng Kawsa sa gawaing pagsasalin. Ito ang mga sumusunod: 1) *Struggle for National Democracy* ni Jose Ma. Sison, ikatlong edisyon; 2) ***Rebolusyon***, *Theoretical and Political Journal of the Central Committee of the Communist Party of the Philippines*, mga seryeng 1990 hanggang 1996; 3) mga piling artikulo sa *Selected Works of Mao Tse-tung*, Bolyum I hanggang IV, Foreign Languages Press, Peking: 1975; 4) mga piling artikulo sa mga akda nina Lenin at Marx; 4) pagsinop sa leksikon at bokabularyong istandard ng kilusan; at 6) ilang piling akdang pampanitikan. Buhos man sa mga gawain sa pagsasalin at iba pang usapin sa wika, patuloy

rin ang Kawsa sa ideyolohikal na gawain gaya ng pag-aaral ng mga artikulo sa Marxismo at linggwistika at pag-aaral ng mga kurso ng Partido; sa pulitika, gaya ng pagsasalin ng mga artikulong sanggunian para sa mga kurso ng Partido, pagsinop ng listahan ng mga istandard na termino at karaniwang salitang ginagamit at pagpapataas ng kakayahan sa pagsasalin kung saan bahagi ang pag-aaral ng linggwistika at teyorya ng pagsasalin, pagtalakay at pagbibigay ng mga solusyon sa mga problemang nakakaharap sa pagsasalin at pagdaraos ng kolektibong pag-eedit at pakikipagtalakayan sa mga yunit ng tagasalin tungkol sa dalawang "Gabay."Kasama ang pagbubuo ng mga grupo ng pagsasalin sa loob at labas ng Partido, ang mga gawain sa pulitika ay tumutuhog din sa gawain sa organisasyon ng Kawsa.[16]

Sa pagtalakay tungkol ispeling, bokabularyo at balarilang Pilipino, itinakda rin ang paggamit ng nirebisang "Ilang Punto..." (1981), gaya ng binanggit na sa unang bahagi ng seksyong ito. Ginawa noong nakaraang taon, ito ay binubuo ng 32 pahina ng "8 x 12" na *bond paper* ang borador nitong limbag mula sa kompyuter. May titulo ng "Gabay Tungkol sa Ispeling, Bokabularyo at Balarilang Pilipino," tatlong usapin sa wikang Pilipino/Filipino ang binigyang -pansin dito, gaya ng kagyat na makikita sa mismong titulo. Tumutugon sa layuning pasimplehin ang ispeling o pagbabaybay ng mga tuntuning kaugnay ng ispeling, nakatuon ang mga ito sa mga salitang hiram at hindi naglalayong baguhin ang baybay ng mga salitang Tagalog. Nakabatay ang mga ito sa mga prinsipyong Tagalog na basihan ng Pilipino kaya susunod ang Pilipino sa pagbabaybay sa Tagalog; kung ano ang bigkas, siyang baybay, siyang sulat. Ginagamit na pamantayang bigkas ang umiiral sa Kamaynilaan na siyang sentro ng komunikasyon, komersyo at gubyerno, at lugar ding tagpuan ng mamamayan mula sa iba't ibang panig ng bansa; kung mahirap makilala kaagad ng mambabasa ang karaniwang bigkas, baybayin na lamang sa wikang pinaghiraman; at sa paghiram ng mga salitang dayuhan, natuto tayong bumigkas ng mga tunog na dati ay wala.[17]

Pansinin ang ilang mga alituntunin at mga salitang hiram sa wikang dayuhan na binaybay nang naaayon sa halimbawa ring mga alituntunin:

1) Sa mga salitang hiram na mababaybay kapwa sa E/ES at sa I/IS, maaaring gamitin ang kahit alin, maging konsistent lang sa gamit sa isang dokumento o sulatin; gayundin sa mga salitang hiram na mababaybay kapwa sa O at U. Halimbawa: estudyante/istudyante, estilo/istilo, espesyal/ispesyal; komander/kumander, kompleto/kumpleto, opisina/upisina, atbp. Magkaganito man, preperensya o mas minamabuti ng Kawsa ang *estudyante, *estilo, *espesyal; at *kumander, *kumpleto, at *upisina.

2) Ang mga tunog *long* I at *long* A sa Ingles ay AY at EY sa Pilipino, kaya *obertaym=*overtime*, *dedlayn=*deadline*, *mag-aplay=mag-*apply*; at *diteyni=*detainee*, *istakeyd=*stockade*, *reyd=*raid*; at ang tunog na AU (OU,AW) ay nagiging AW, kaya *alawans, *anawnser.

3)Sa prinsipyong "kung ano ang bigkas, siyang baybay," tamang mga ispeling ang *empleyado, di empleado; *ideya, di idea; *pyudal, di peudal; ngunit mas minamabuti ang *ideyolohiya kaysa idyolohiya, *teorya kaysa tyorya, *neokolonyal kaysa neyokolonyal, *diyalektiko kaysa dialektiko at *teatro kaysa tyatro.

4)Di dapat mawala ang G sa katinig na NG sa *bangko, *kongkreto, *kongklusyon at *blangko, minamabuti ang *Ingles,*kongreso at *kongresman kaysa Inggles, konggreso at konggresman na dapat na mga ispeling sa prinsipyo ng "kung ano ang bigkas, siyang baybay," dahil na rin sa lumalawak na impluwensya ng Ingles.

5) Tinatanggap na ang maraming kambal-katinig, kaya tanggap na ang mga sumusunod: *bwelo, *kwento, *dweto,*gwantes, *mwebles, *puwersa, *sweldo, *twalya, *byahe, *kyut, *dyaryo, *lyabe, *myembro, *nyutral, *pyesa, *kuryer, *syentipiko at *tyempo; nariyan din ang *bloke, *klase, *globo, *plantsa, *brodkas, *Kristyano, *drayber, *grasa, *praktika,*tropa,*ekstra, *nars, *ditatsment, *tseke, *kard, *tsekpoynt at marami pang iba;ngunit dahil ang mga sumusunod ay mga salitang

katutubo, *ibuwal, *niyog at *muwang, ang ginagamit ng Kawsa, hindi ibwal, nyog at mwang.

6) Kaya may katwiran ang mga baybay na *traysikel, *plakard, *magasin, *istak, *tortyur, *impormer , *armalayt, *masmidya at *isparo; ngunit tinatanggap sa orihinal ang mga di madalas gamiting mga salita gaya ng *zaibatsu*, *megawatts*, *mopping up operation*, *low intensity conflict* at *graph*.

7) Kung mga pangngalang pantangi ang pag-uusapan, ginagamit ang mga nakaugaliang baybay sa mga pangalan ng tao at sa mga lungsod, probinsiya o partikular na lugar sa Pilipinas, kaya Mao Zedong, Jose Corazon de Jesus at Karl Marx; Maynila, Quezon City, Metro Manila, Plaza Miranda, Bulacan at Samar; ngunit pinalalaganap sa Pilipino ang mga katangiang dyograpiko ng Pilipinas gaya ng Ilog Pasig, Lambak ng Cagayan, Gulpo ng Lingayen, Kabundukang Kordilyera, Look ng Lanao, ngunit maaari pa ring manatili ang Luzon, Visayas at Mindanao. Ang mga pangalan ng kontinente ay isinasa-Pilipino rin: Asya, Aprika, Amerika Latina, Hilagang Amerika; pati dagat at kabundukan ng mundo, halimbawa Dagat Tsina at Karagatang Pasipiko. Sa pangalan naman ng mga bayan at lungsod sa mundo, may binabaybay sa Pilipino gaya ng Albanya, Byetnam, Ehipto at Tsina; ngunit may binabaybay rin sa Ingles gaya ng Afghanistan, Austria, Kampuchea at Netherlands.

8) Ginagamitan ng gitling ang mga salitang tambalan gaya ng sosyal-imperyalista, kayod-kalabaw, ningas-kugon at bukang-liwayway; ang mga salitang nilalapian ng mala-, anti-, kontra- at ultra-, gaya ng kontra-opensiba, anti-imperyalista at ultra-demokratiko; at ang pagitan ng mga unlapi at pangngalang pantangi:maka-Ramos, ala-Hitler at pa-Amerika. Ngunit may mga salitang tambalan na wala nang gitling sa ngayon: anakpawis, hanapbuhay, takipsilim, bukambibig at kisapmata; at wala na ring gitling sa mga pariralang ginagamit ang di, walang, bagong at muling gaya ng di nagtagal, walang duda, muling tatag at bagong sibol; at

9)Di na ginagamitan ng kudlit o *apostrophe* ang mga salitang gaya ng ngunit, subalit, bastat, bawat, bagamat at kahit.[18]

Sa usapin ng bokabularyo, itinatagubilin ng "Gabay...," na:

1)Gawing simple, buhay at iba-iba ang estilo sa pagsasalita at pagsusulat; iwasan ang gasgas nang mga salita at gumamit ng mga salitang karaniwan gaya ng *upisina sa halip na tanggapan, *setler sa halip na maninirahan, *pag-eeksport kaysa pagluluwas, *dayuhan kaysa estranghero at *malaman kaysa matalos.

2)Patingkarin ang proletaryong estilo sa komunikasyon; dapat malamang ang wika ay nagpapahayag ng mga pananaw at paninindigan kahit di namamalayan; ang *demand* , halimbawa, ay iginigiit, ipinaglalaban, hinihingi—pagpapakita ng militanteng paninindigan; at gamitin ang pagsusulong (o pagpapasulong) kaysa pagsulong, dahil ang una ay tiyakang nagpapakita ng partisipasyon at aktibong pagkilos ng mga rebolusyonaryong puwersa; at iwasan rin ang paggamit ng panlaping pang-, gaya ng pinunong pampamahalaan, repormang pang-edukasyon, rebolusyong pangkultura; gamitin nga ang upisyal ng gobyerno, reporma sa edukasyon at rebolusyon sa kultura. Mas gamitin din ang ekonomiyang pampulitika, labanan sa pulitika, materyalismong diyalektiko kaysa ekonomyang pulitikal, labanang pulitikal at materyalismong diyalektikal; pati ang mga salitang pakikibakang masa,pakikidigmang gerilya, sonang gerilya, linyang masa, kilusang masa ngunit panatilihin ang kulturang pangmasa at iwaksi ang kulturang masa.

3)Sa impluwensya ng Ingles, mas gamitin ang demonstrasyon, istatistiks, dyograpi, medyor, asasinasyon kaysa mga salitang impluwensyado ng Espanyol, gaya ng demostrasyon, istadistika, heograpya, kumandante at asasinato; ngunit gamitin pa rin ang suhetibo at aspeto.

4) Sa mga terminong gaya ng labis na halagak, balanse ng bayaran, halaga sa palitan, idugtong pa rin ang terminong dayuhang pinaghanguan, pati ang daglat nito kung mayroon, kaya: (*surplus value*), (*balance of payments* o BOP) at (*exchange value*) ay katambalan ng tatlong termino sa unahan.

5) Sa Ingles isulat ang mga pangalan ng mga upisyal na institusyon na higit kilala kaysa katawagan ng mga ito sa Pilipino, gaya ng mga sumusunod: Philippine National Bank (PNB), International Monetary Fund (IMF),

World Bank (WB), Central Intelligence Agency (CIA), Philippine National Police (PNP) at Philippine Army (PA).

6) Malayang manghiram sa iba't ibang lenggwahe sa Pilipinas; habang hindi gaanong kilala't naipakakalat ang mga ito, sundan ang mga ito ng paliwanag, gaya ng: payaw o hagdan-hagdang bukirin sa bundok, bodong o kasunduan sa kapayapaan, pangat o tagapangalaga ng bodong, pugakhang o ripleng katutubo sa Kabisayaan at masjid o simbahang Muslim.

7) Tinutukoy ang mga uri, saray at grupo sa lipunan kaparis ng sumusunod: burgesyang kumprador (o malaking burgesyang kumprador) na ang mga myembro ay tinatawag ding burgesyang kumprador, malaking burgesyang kumprador o kaya ay mga burges na kumprador o malaking burges na kumprador. Uring panginoong maylupa, na binubuo ng mga panginoong maylupa. Pambansang burgesya (o panggitnang burgesya o makabansang burgesya), na ang mga myembro ay mga pambansang kapitalista. Petiburgesya, na may tatlong saray (nakatataas, panggitna, nakakababa) at ang mga myembro ay mga petiburges. Proletaryado o uring manggagawa o uring proletaryo, na ang mga myembro ay mga manggagawa, trabahador o obrero. Sa pagdidiin, maaaring sabihing uring proletaryado. Uring magsasaka, na may tatlong saray (mayamang magsasaka, panggitnang magsasaka, maralitang magsasaka). Mahahati ang panggitnang magsasaka sa nakatataas-na-panggitna, gitnang-panggitna at nakababang-panggitna. Mala-proletaryado, na binubuo ng mga mala-manggagawa, at lumpen-proletaryado, na binubuo ng mga lumpen.

8) Pinag-iiba ang mga salitang digmaan at digma; imperyalismong US sa halip na imperyalismong Amerikano; at huwag ding gamitin ang Hapon bilang tawag sa mga regular na tropa ng kaaway; puwedeng sabihing kaaway o pasista; sa Samar nga'y tinatawag silang unggoy.

9) Pinag-iiba ang masa, taumbayan, sambayanan, mamamayan, bayan at bansa; ang masa ay tumutukoy sa kolektibo, sambayanan ay tumutukoy sa masa ng mamamayan o malawak na masa ng mamamayan, bayan ay Pilipinas (kung minsa'y tumutukoy sa *town*, pero munisipalidad na ang tawag dito ng Kawsa,, bansa ay "*nation*"; at

10) Para ipakita ang kasinungalingan ng isang salita, gaya ng eleksyon, puwede itong gamitan ng panuring, kaya huwad na eleksyon; o kaya'y lagyan ng panipi, "eleksyon."[19]

Ang seksyon sa balarila/gramatikang Pilipino ng "Gabay..." ay nakatuon sa mga karaniwang pagkakamali at ilang obserbasyon tungkol sa paggamit ng Pilipino. Tinukoy nga rito ang mga partikular na puntong madalas ipinalilinaw ng mga kasama o kaya'y ang mga nakakaligtaan nila sa pagsusulat. Nakatuon nga ang mga ito sa mga kahinaan at kamaliang pambalarila at hindi nagtangkang magtalakay o maglahad ng kabuuang mga tuntunin sa balarila; at hindi rin tinalakay ang kwestyon ng estilo o ang mabisang pagsusulat. Gayunman, ang 24 na mga tuntunin at obserbasyon dito ay malamang magbunga ng mas higit na kahusayan sa paggamit ng Pilipino/Filipinong nakabatay sa Tagalog na siyang itinuturing ng KPD na pambansang wika ng Pilipinas. Kung masinop ngang maiiugnay ang mga panuntunan, obserbasyon at paliwanag sa seksyong ito sa mga usapin ng pagsasalin, bokabularyo at leksikon na malinaw ring napaunlad at napalaganap ng KPD sa loob ng halos tatlong dekada nitong pagpapatuloy sa kasaysayan at lipunang Pilipino, di malayong ang optimistikong pagtanaw sa hinaharap ng pambansang wikang itinataguyod ng kilusan at nakateksto na sa "Hinggil sa Wika" ay magkaroon ng kaganapan.

## KONGKLUSYON

Ang pagtataguyod at pagsusulong ng demokratikong rebolusyong bayan sa pambansang antas ang materyal at panlipunang konteksto ng wika ng KPD, gaya ng nakita natin sa Pilipino/Filipinong pinalalaganap at pinauunlad nito sa maraming lugar na kinikilusan nito. Natuklasan natin ang ganito sa mismong pilosopiya't pananaw niyon sa wika at wikang pambansa, sa pagsasapraktika nito ng pagsasalin, sa pagpaparami't pagpapaunlad nito ng bokabularyo at kabuuang leksikon at sa pagsisinop nito sa mga panuntunan at obserbasyon sa balarila/gramatika, kaipala'y upang higit na mapahusay ang gagap at gamit sa

pambansang wikang pinaninindigan at pinauunlad. Ang wikang Pilipino/ Filipino ang pangunahin at masaklaw na wika ng KPD, wikang masasabi ngang "imbakan-tipunan, tagapagpahayag-tagapamansag at daluyan" ng pagkokonsepto, pagtiteyorya, pamimilosopiya at pagkilos sa pulitika. Walang duda na ang wikang itinataguyod ng KPD ay mahalagang instrumento ng rebolusyonaryong pagpapahayag at pagkilos nito sa lipunang Pilipino tungo sa pagkakamit ng pambansang kalayaan at demokratikong mithiin.

Maituturing na isang ispesipikong diskurso ang wika ng KPD, isang mapaniyak na praktikang panlipunan; pagpapahayag na may makauring paninindigan, metodong diyalektiko, at siyentipikong pananaw. Diskurso ngang di lamang nagpapahayag, bagkus nga'y nang-aantig at nagpapasidhi ng damdamin at kamalayan. Ito rin ay diskursong di lamang nagsasalita/nagsasatitik/ nagsasateksto, bagkus nga'y umuusig at bumabago ng kalakarang umiiral sa daigdig ng kabulaanan at katotohanan at sa lipunan ng tunggalian. Wika itong kariringgan at kakikitaan ng mga senyas at kislap ng ideyolohiya, pulitika at organisasyon. Tunay na radikal na konseptwalisasyon sa wika, bumibigkas at sumusulat ng pagbabago't pagpapatuloy. Wikang Pilipinong KPD ang tatak.

## MGA TALA

[1] Atienza, Monico M., *Kuru-kurong madla sa wikang pambansa*, ***Mga Piling Diskurso sa Wika at Lipunan***, Pamela C. Constantino at Monico M. Atienza, mga editor. U.P. Press, Diliman, Quezon City:1996.

[2] *Ibid.*

[3] Atienza,Monico M., ***Kilusang Pambansa-Demokratiko sa Wika***, Sentro ng Wikang Filipino, Unibersidad ng Pilipinas-Sistema, Quezon City:1996.

[4] Halaw sa mga balita at pahayag na lumalabas at naririnig sa radyo, paminsan-minsan ay nailalabas sa telebisyon ng mga panahong ito.

[5] Halaw sa Amado Guerrero, ***Lipunan at Rebolusyong Pilipino***, Pilipinas:1994.

[6] Pakikipagtalakayan/pakikipaglatiang-kuro sa ilang elemento at tagamasid ng KPD sa PIlipinas, Antipolo:2 Marso 1997.

[7]Halaw sa Atienza, ***Kilusang Pambansa-Demokratiko sa Wika*** (pwede na yata rito ang Atienza, *loc. cit* 3)

[8] Halaw sa Fairclough, Norman, ***Language and Power***, Longman, London at New York:1989. Kung saan ang wika ay tiyak na instrumento ng produksiyon, pagpapanatili at pagbabago ng mga relasyon sa kapangyarihan sa partikular at relasyon sa lipunan sa kabuuan.

9 Sipi sa *Hinggil sa Wika*, apendiks sa Atienza, ***Kilusang Pambansa-Demokratiko sa Wika*** (pwede na yata rito ang Atienza, *loc.cit.*2)

10 Atienza, *Kuru-kurong madla sa wikang pambansa,* (pwede na yata rito ang Atienza, *loc. cit.* 1)

11 Atienza, *loc. cit* 3, apendiks

12 *Ibid.*

13 *Ibid.*

14 Atienza, ***Leksikong KPD: Kaso ng Pang-ideyolohiya at Pampulitikang Pagsasalin***, papel na binasa sa kumperensiya ng pagsasalin sa wikang Pilipino sa pangangasiwa ng Pambansang Samahan sa Wika (PSW), Miag-ao, Iloilo:7 Abril 1997.

15 *Pakikipaghuntahan*, Taal, Batangas:3 Nobyemre 1996.

16 *Pakikipanayam*, Gitnang Luzon:14 Enero 1997.

17 Halaw sa *Gabay Tungkol sa Ispeling, Bokabularyo at Balarilang Pilipino*, ***Borador***, Kawsa:1996.

18 Ibid.

19 Ibid